


# Pinoy Directory Kuwait

**PHILIPPINE EMBASSY KUWAIT**

Faiha Area, Block 6, Villa No. 153
Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road
Tel. 22511806 ext. 2013 e-passport
Tel. 22511806 ext. 2015 marriage inquiry
Tel. 22528422 ext. 2001 operator
Fax: 22511805
www.philembassykuwait.gov.kw

**POLO (Phil. Overseas Labor Office)**

Faiha Area, Block 6, Villa No. 152
Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road
Hotline: 995-58527
Tel. 22528433, 22525082
Email: polokuwait2012@yahoo.com
Email: jabriyaowwakwt2011@gmail.com

**COMPUTER SCHOOL**

**ICSA-CITC Computer Institute**
8th Floor, Panasonic Tower
Behind KFC, Maliya, Kuwait City
Tels. 22467301, 22403408
99302850, 96621592, 66001263
Email: info@icsa.us
Website: www.icsa.us

**FILIPINO PEDIATRICIAN**

**DR. EMILY ZAPANTA**
Al-Sayegh Clinic, Mangaf Coastal Road
Opposite Fahaheel Sea Club
Tel. 65845687
Email: info@alsayeghclinic.com

**PINOY CARGO/FORWARDER**

**CEBUANA GULF Express Cargo**
12 Al-Aziziya, Al-Asfour-2 Complex
(Back of Sultan Center), Mangaf, Kuwait
Tels. 23717182, 66610870, 69900554, 55775199
Contact: Ms. EVA
Email: cebuanagulfcargo@yahoo.com

**PINOY RESTAURANTS**

**MARIO'S RESTAURANT**
Fahaheel (near NBK, behind Al-Baha Store)
Tel. 23916677

**PINOY ENTREPRENEURS**

**CLASSIC HERBS INTERNATIONAL CO.**
(CHIC International) Instant Negosyo
Office No. 10, Mezzanine Floor
Jollibee Bldg., Kuwait City
Contact: Gerben Gumapac
Tels. 66454291, 55884342, Viber 69996079

**AIM GLOBAL OFFICE - KUWAIT**
4th Floor, Building 34
Salem Al-Mubarak St.
Block 7, Salmiyah
Tel. 25730464, 25730465, Mobile 69940245

**FOREVER LIVING PRODUCTS -FLP**
Exclusive dealer of ALOE VERA
Living a Healthier, Wealthier life.
Mobile # 65767679
: Aloejarnatad




- Pagtuturo ng wikang arabik.
- Mga panayam tungkol sa mga okasyong pang-islam, mga kapistahan at okasyong pambansa.
- Mga programa sa pakikipagtulungan ng Philippine Embassy sa Kuwait.
- Seminar para sa mga magpapakasal.
- Mga seminar tungkol sa mga tradisyon at kaugaliang kuwaiti.
- Mga Kompetisyong Pangkultura.
- Mga Pamamasyal at Paglilibang.
- Mga Programang Pampalakasan.
- Monthly Magazine ng Center (PAG-USAPAN PO NATIN !).

**Kami po ay malugod na nag-aanyayasa inyong pagbisita sa ating sentro.**



PAG-USAPAN PO NATIN!

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari

General Director
Khalid Abdullah Al-Sabea

Editor
Ullessis Faeldin Abaya, Sr.

Columnists:
Joselito Tabing
Issa Mohammad Tragua
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Wahibie Tamama
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Sis. Sarah Mailyn Rodriguez
Sis. Elisea Um Ismael Vallado
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Photography
Alvin Baltazar
Gervin Callo
Laurencio Bulosan, Jr.

PUBLISHED BY
Kuwait Philippine Cultural Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com















Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang official publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.

Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.

Para sa mga komento at mga katanungan, mag-e-mail sa: pagusapan@gmail.com


















# Ang Alhambra

## Islamikong Hiyas ng Gradana

Mula sa manunulat ng Gumising! Sa Espanya

**Napakaraming alamat at tradisyon, totoo at kathang-isip; napakaraming himig at awitin, Arabe at Kastila, tungkol sa pag-ibig at digmaan at pag-kamaginoo, ang iniuugnay sa mga istrakturang ito sa silangan!" - Washington Irving, Amerikanong manunulat noong ika-19 na siglo.**

ANG tanyag na lugar na naging inspirasyon sa pagsulat ng mga salitang ito ay ang Alhambra, naiibang palasyo na nagpapaganda sa lunsod ng Granada sa Espanya. Maliit na larawan ng Arabia o Persia ang Alhambra sa timog ng Europa. Ang natatanging kagandahan ng kuta, o tanggulan, ay utang nito sa mga Morong Muslim, na ang malakas na impluwensiya sa Espanya ay tumagal nang isang siglo. Noong 711 C.E., sinalakay ng mga hukbong Arabe at Berber ang Espanya, at ang kalakhang bahagi ng peninsula ay pinamahalaan ng mga Muslim sa loob ng pitong taon. Ang lunsod ng Cordoba ang naging pinakamalaki at malamang na pinakaedukado at sopistikadong lunsod sa Europa sa loob ng dalawang siglo.



**Narating ng Granada sa ilalim ng mga Moro ang tugatog nito nang malupig ng mga hukbo ng Sangkakristiyanuhan ang Cordoba noong 1236**

Itinatag ng tagapamahalang Arabe na si Zawi ben Ziri ang nagsasariling kaharian ng Granada noong ika-11 siglo. Tumagal ito nang mga 500 taon, na sa panahong iyon ay umunlad ang sining at kultura nito. Bumagsak ito nang wakasan ng mga monarkang Katoliko na sina Ferdinand

at Isabella ang pamamahala ng mga Muslim sa Espanya noong 1492.

Narating ng Granada sa ilalim ng mga Moro ang tugatog nito nang malupig ng mga hukbo ng Sangkakristiyanuhan ang Cordoba noong 1236. Ang Granada ay naging kabisera ng rehiyon sa Espanya na kontrolado ng mga Muslim at itinayo ng sunod-sunod na mga tagapamahala nito ang palasyo – ang Alhambra – na bago sa paningin ng Europa. Inilarawan ito ng isang napahangang manunulat bilang “pinakamagandang gusali sa buong daigdig.”

Marilag din ang kinaroroonan ng Alhambra. Sa likod nito, tulad ng pagkalaki-laking larawan, makikita ang taluktok ng Sierra Nevada na nababalutan ng niyebe at 3,400 metro ang taas. Nakatayo ang Alhambra mismo sa Sabika, isang mahaba at magubat na burol na 150 metro ang taas sa lunsod. Sa paningin ng ika-14 na siglong makata na si Ibn Zamrak, ang burol sa ibabaw ng Granada ay gaya ng isang asawang lalaking nakatunghay sa kaniyang kabiyak.






Lunsod sa Loob ng Lunsod

Ang pangalang Alhambra, na nangangahulugang “ang pula” sa wikang Arabe, ay tumutukoy marahil sa kulay ng ladrilyo na ginamit ng mga Moro sa pagtatayo ng panlabas na mga pader. Gayunman, mas pinaniniwalaan ng ilan ang paliwanang ng Arabeng mga istoryador na nagsasabing itinayo ang Alhambra sa “liwanang ng mga sulo.” Ang ilaw na ito sa gabi, sabi nila, ang dahilan kung bakit ang mga pader ay naging kulay pula. Hinango mula rito ang pangalan ng gusali.

Hindi lamang palasyo ang Alhambra. Mailalarawan ito bilang lunsod sa loob ng lunsod ng Granada. Nasa likod ng malawak nitong muralya ang mga hardin, pabilyon, palasyo, ang Alcazaba (o tanggulan), at maging ang isang maliit na medina, o bayan. Makikita sa disenyo ng mga Moro at sa



mga idinagdag pa nila sa Alhambra na katabi ng mas makakapal at balanseng mga linya sa arkitektura noong Renaissance sa Europa.

Utang ng Alhambra ang kagandahan nito sa pamamaraang ginamit ng mga Moro at ng sinaunang mga Griego. Una, ginamit nila ang kulay at gaspang ng bato sa pagbuo ng mga istraktura ayon sa simulain ng armonya, proporsiyon, at pagiging simple. Saka nila pinalamutian ang kanilang eleganteng konstruksiyon. Gaya ng pagkakasabi ng isang eksperto, "laging sinusunod ng mga Moro ang itinuturing ng mga arkitekto na pangunahing simulain ng arkitektura – palamutian ang itinayo, hindi magtayo ng palamuti."

Pamamasyal sa Alhambra

Sa bungad ng Alhambra ay may malaking arko na kahugis ng bakal ng kabayo at tinatawag na gate of Justice. Ipinaaalaala ng pangalan nito ang korte na nagtitipon doon para dinggin ang maliliit na reklamo noong panahon ng pananakop ng mga Muslim. Ang paggawad ng katarungan sa pintuang-daan ng lunsod ay karaniwang kaugalian sa buong Gitnang Silangan at binabanggit sa Bibliya.

Palitada ang ginamit sa magarbong dekorasyon, na karaniwan sa mga



**Inilarawan ito ng isang napahangang manunulat bilang "pinakamagandang gusali sa buong daigdig."**

palasyo ng mga Arabe gaya ng Alhambra. Inuukit ng mga artisano ang palitadang ito at ginagawang tulad-leys at masining na disenyong inuulit nang maraming beses. Ang ilang magagarbong arko ay mistulang mga stalactite na kamangha-mangha ang simetriya. Isa pang tampok na bahagi ng palasyo ang zillij – makintab at tinabas na mga baldosang bumubuo ng masasalimuot na disenyong heometriko. Nakahilera ang mga ito sa ibabang bahagi ng pader at may matitingkad na kulay, na litaw na litaw naman sa tabi ng mapusyaw na kulay ng palitada sa itaas.

Kapansin-pansin sa mga looban ng alhambra ang Court of the Lions, na inilarawan bilang "pinakamahalagang halimbawa ng sining ng mga Arabe sa Espanya." Isang giyang aklat doon ang nagpaliwanang: "May katangian ang orihinal na gawang-sining na hindi kayang gayahin at kopyahin… Gayon ang nadarama namin sa harap ng korteng ito sa Granada." Ang mga arkada nito na tamang-taman ang proporsiyon at ang payat na mga haligi ay nakapalibot sa isang fountain na nasa ibabaw ng 12 leon na gawa sa marmol. Isa ito sa mga lugar na pinakamadalas kunan ng litrato sa Espanya.







### Mga Harding Nakarerepresko

Mayroon ding pagkagagandang mga hardin, fountain, at tipunang-tubig sa Alhambra. Ayon kay Enrique Sordo sa kaniyang aklat na Moorish Spain, “ang hardin na istilong Arabe ay patikim ng paraiso.” Kitang-kita ang impluwensiya ng Islam sa lahat ng dako. Ganito ang komento sa kastilang manunulat na si Garcia Gomez: “Detalyadong inilalarawan sa Koran ang paraiso ng mga Muslim bilang malagong hardin… na may umaagos na nakasisiyang mga batis.” Sa Alhambra, maraming ginagamit na tubig – luho para sa mga taong nasanay sa init ng disyerto. Natanto ng mga nagdisenyo ng hardin na pinalalamig ng tubig ang hangin at masarap pakinggan ang nakarerelaks na lagaslas nito. Waring mas malaki at kumikinang ang paligid dahil sa parihabang mga tipunang-tubig na sumasalamin sa maaliwalas na kalangitan ng Espanya.



Malapit sa Alhambra ang Generalife, isang nakabukod na villa at hardin ng mga Moro na nasa Cerro del Sol, isang burol na katabi sa Sabika. Ang Generalife, isang mainam na halimbawa ng tanawing Arabe, ay tinawag na “isa sa pinakamagagandang hardin sa daigdig.” May tulay na dating nagdurugtong dito at sa palasyo ng alhambra. Isang looban ang patungo sa Water Staircase. Masisiyahan dito ang mga bisita dahil sa liwanang, kulay, at ibat’t ibang samyo.

**Ang Granada ay naging kabisera ng rehiyon sa Espanya na kontrolado ng mga Muslim at itinayo ng sunod-sunod na mga tagapamahala nito ang palasyo – ang Alhambra – na bago sa paningin ng Europa.**



### Ang Buntung-Hininga ng Moro

Nang isuko ng pinakahuling hari ng Granada, si Boabdil (Muhammad XI), ang lunsod kina Ferdinand at Isabela, siya at ang kanyang pamilya ay napilitang maging tapon. Pagkaalis sa lunsod, huminto sila diumano sa isang mataas na dako na tinatawag na ngayong El Suspiro del Moro (Ang Buntung-Hininga ng Moro). Nang lumingon sila sa kahuli-huling pagkakataon sa kanilang maluwalhating pulang palasyo, sinabi raw ng ina ni Boabdil sa kaniya: “Tumangis ka na gaya ng babae dahil sa hindi mo maipagtanggol bilang lalaki.”

Sa ngayon, ang dakong ito ay dinadayo pa rin ng mga tatlong milyong bisita sa Alhambra taun-taon. Tulad ni Boabdil, matatanaw nila mula rito ang lunsod ng Granada na nasa ibaba ng burol na kinatatayuan ng palasyong Arabe nito – ang pinakatampok na bahagi ng lunsod. Kung papasyal ka sa Granada balang-araw, baka maunawaan mo rin ang nadamang lungkot ng pinakahuli nitong haring Moro.




# Drink Aloe Vera Juice To Lose Weight

We all would like to find the easiest formula for skinny body, but unfortunately this one is not your magic bullet. Instead of directly contributing to weight loss, the many benefits of this plant make losing pounds a secondary effect. It removes toxins, enhances our immune system, maintains a healthy digestion. All of these enable us to stay well and shed body mass.

LOWERS HIGH CHOLESTEROL. Medical studies have shown that beta (β) sitosterol can bring its high levels in your blood under control. This substance is a type of sterol with similar chemical structure to cholesterol. How it works is that it stops the absorption and helps to reduce its overall levels in your body and promotes good health.

FIGHT AGAINST INFLAMATION. Inflammation can be caused by a variety of factors. There could be an injury or it could be an auto-immune response. Either way, it makes our bodies experience pain and minimizes what we are able to do by limiting our capabilities. The next time you are suffering from inflamation, try drinking some Aloe Vera juice. It contains over 12 different substances that can help you get rid of it. The most predominant one is beta-sitosterol that has been used by many runners to minimize swelling after competition.

Forever Living products – ALOE VERA GEL. Imagine slicing open an aloe leaf and consuming the gel directly from the plant. Forever Living's signature product, Aloe Vera Gel, is as close to the real thing as you can get! The first of its kind to receive certification by the International Aloe Science Council, this rich combination of pulp and liquid authenticates this product just as nature intended. The proof is in the aloe. You will see why aloe vera has earned the nickname "the miracle plant." For more information, call AloejarNatad, 65767679.



# Basic Massage Therapy

**By Dr. Gyndolyn Amirah Espina**
Certified Massage Therapist

Massage therapy consists primarily of hand-on manipulation of the soft tissues of the body, specifically the muscles, connective tissue, tendons, ligaments and joints for the purpose of optimizing health. It is the manipulation of superficial and deeper layers of muscle and connective tissue using various techniques, to enhance function, aid in the healing process, decrease muscle reflex activity, inhibit motor-neuron excitability, promote relaxation and well-being, and as a recreational activity.

Massage therapy treatment has a therapeutic effect on the body and optimizes health and well-being by acting on the muscular, nervous and circulatory systems. Physical function can be developed, maintained and improved, and physical dysfunction and pain and the effects of stress can be relieved or prevented through the use of massage therapy. It involves working and acting on the body with pressure – structured, unstructured, stationary, or moving – tension, motion, or vibration, done manually or with mechanical aids. Target tissues may include muscles, tendons, ligaments, facial, skin, joints, or other connective tissue, as well as lymphatic vessels, or organs of the gastrointestinal system. Massage can be applied with the use of hands, fingers, elbows, knees, forearm, or feet.

Modern massage techniques can be traced back to the 17th century and the development of Swedish massage, the first systematic method of the therapeutic massage based on physiology. Today's massage therapists use their knowledge of anatomy and physiology to combine traditional Swedish and modern massage therapy techniques with exercise and other therapies to treat their clients. Our main efforts of the course of studying basic massage therapy is to facilitate and support patient's healing process through a range of physical and massage therapy, which has a double combination of medical and classical massage therapies to provide comfort and healing.

Um Ismael Elisea Vallado

# Meringgeng Saging

(Mga Kakanin at Panghimagas)



**MGA SANGKAP:**
¼ tasang saba, dinurog
1 puting itlog
Katas ng 2 dayap
¾ tasang puting asukal

**PARAAN NG PAGLULUTO:**
1. Batihing mabuti ang puting itlog.
2. Unti-unting ihalo ang asukal at ang katas ng dayap habang binabati.
3. Idagdag ang saging na durog at haluin.
4. Isa-isang itumpok ang meringge sa hurnuhang pinahiran ng mantikilya.
5. Lutuin sa hurno sa init na 275°F nang 30 minuto.



# Matamis Na Balat Ng Suha

**Upa ng maalis ang pait at alat:**
1. Pakuluan nang 3 beses 1-15 minuto. Palitan ang tubig sa bawat pagpapakulo.
2. Ibabad ang balat ng suha sa 2% asin sa tubig magdamag.
3. Ibabad ang pinakuluang balat sa syrup na unti-unting dadagdagan ng tamis tuwing 3 oras.
4. Pakuluan sa huling lapot ng syrup nang 3 minuto.
5. Banlawan sa kumukulong tubig at patuluin. Ang kulay ng kendi ay berde.

(Source: Piling-piling Lutuing Pilipino, R.P.Nem Singh, G.V.Manaog;Isa-Jecho Publishing Inc.)



# Your House Is Not An Asset

Ito ang unang lesson na natutunan ko kay Robert Kiyosaki thru reading his books. Sabi kasi niya, asset is anything that gives you income. Sino nga naman ang magbabayad ng bills sa bahay mo? Sino nga naman ang magpapagawa nito kung masira? Kung ikaw ang maglalabas ng pera, liabilities na yan, hindi asset.

Sa una, mahirap ito tanggapin kasi kabaliktaran ito sa kultura na meron tayo at sa definition natin ng asset. Sa atin kasi, baliktad. House is an asset. Kaya nakalakihan na natin at siya ring sinusunod. Simbulo na rin kasi ng antas ng pamumuhay natin ang bahay. Malaking bahay, mayaman ang nakatira. Regardless kung utang pa yan. Basta ang mahalaga sa atin, kung ano ang sabihin ng iba. Try mo tanungin ang mga magulang mo about this topic. Sigurado yan din ang sasabihin nila. Kasi ganon din sila pinalaki.

Magsasampung taon na ako bilang OFW. Marami na rin akong nakasama at nakasalamuha. Marami sa kanila, sa bahay almost napupunta yung mga pinaghirapan nila. Kesyo ipapa-renovate daw ang bahay. O di kaya magpapagawa ng bahay. Sa simula simpleng bahay lang ang plano, pero nung ginagawa na nagbabago din ang plano kaya lumulobo ang gastos. Yung tipong mga nasimulan lang, hanggang sa nawalan na ng trabaho hindi pa rin tapos. Half bake ika nga. Kaya may mga cases na malaking bahay nga, kaso bubong, haligi at pader lang ang meron, natitirihan naman, walang isyu doon. Kaso, yan ba ang pinangarap mong bahay noon?

Yung iba naman, natatapos nilang ipatayo yung mga bahay nila. Kaso karamihan, loan naman sa kung saan. Di bale na daw mangutang basta may malaking bahay naman. Halos malaking porsyento ng pera ng OFW dito napupunta. Kaya ang kadalasang nangyayari, kailangang kumayod ng kumayod para mabayaran yung mga kautangan. Di naman din kasi nila inaakala na sosobra sa budget yung pinapagawa nila. Lalo tuloy nasira ang sira na nga nilang budget.

Wala namang problema sa bahay, hindi naman ako kontra doon. In fact, gusto ko rin magkabahay. Kaya lamang, kung ang iisipin natin ay magkaroon ng malaking bahay sukdulang magkautang-utang, mali na po iyon. Hindi naman bahay lang ang gastusin natin. Madalas kasi ang rason natin ay may trabaho pa tayo sa abroad at kaya pa nating kitain ang pagpapagawa ng bahay. Paano kung hindi na tayo makapagtrabaho at bahay pa lang ang naipundar natin? Kung bahay lang meron ka pag retire mo, paano ka ngayon. Makakain mo ba ang haligi ng bahay nyo? Mapapakain mo ba sa mga anak mo ang bubong ng bahay nyo? Yung iba sinasabi asset siya kasi nataas daw ang value overtime. Tama naman yon, walang duda. Kaya lamang, pag natirhan mo ng sampung taon ang isang bahay kaya mo pa ba ibenta? Syempre may sentimental value na yun sa iyo. Mahirap nang bitawan.



May mansion ka nga sa Pilipinas, pero nakatira ka naman sa maliit na kwarto sa abroad kasi kailangan mong kumayod pang bayad sa na-loan mong ipinagawa ng bahay. O di kaya, marami ka pang gustong gawin sa bahay. Ayusing maigi ang kaperahan. Palnuhinng maigi ang iyong dream house. Magpagawa ng kaya mo lamang, yung sakto sa pamilyang meron ka. Malaking pera ang gagastusin natin sa bahay, siguraduhing may sapat kang pondo. Laging magkaroon ng emergency fund at insurance higit sa lahat. malaking tulong ito sa oras na kailangan mo.



Sa murang isipan nila ay hindi pa nila naunawaan na magkakawalay kaming mag-iina sa mahabang panahon, dalawang taon kung tutuusin. Nakatakda akong tumungo sa bansang Kuwait upang magtrabaho bilang isang katulong.



Photo by Mohammad Al Sali

# Ang Pagbabalik

By LEE CANETE

**UNANG YUGTO – ANG PAGLAYO**

Hindi ko mapigil ang lungkot at kaba na aking nararamdaman, ngayon na ang araw ng paghihiwalay namin ng aking mga anak. Ilang beses kong pinag-isipan kung makakaya ko ba ang hirap na susuungin ko sa lugar na ni sa panaginip ay hindi ko napuntahan. Walang patid ang tulo ng aking luha habang mahigpit kong yakap ang aking mga anak, si Angel tatlong taong gulang at ang aking bunsong si Adrian isang taong gulang pa lamang. Wala silang kamuwang muwang kung bakit ganun na lang ang aking pag-iyak habang yakap silang dalawa. Sa murang isipan nila ay hindi pa nila naunawaan na magkakawalay kaming mag-iina sa mahabang panahon, dalawang taon kung tutuusin. Nakatakda akong tumungo sa bansang Kuwait upang magtrabaho bilang isang katulong.

Ako si Marina, 25 taong gulang, isang karaniwang maybahay. Tubong Isabela. Lumaki at nagka-asawa sa isang baryo na nalimutan na yata ng salitang kaunlaran. Kung hindi lang sana dahil sa asawa kong wala yatang ambisyon sa buhay ay hindi talaga ako mag-iisip na mangibang bansa. Pero dahil bukod sa batugan at lasenggo na ay sugarol pa. Kumita man ng konti sa pakikisaka uubusin din halos lahat sa sabong at inom. Ni hindi man lang maibili ng bagong tsinelas ang mga anak namin. Kaya kapag anihan ay nakiki-gapas na rin ako para kahit paano ay may maiuwing palay na syang kabayaran sa pag-gapas ko maghapon.

Nang minsang magawi sa baryo namin si Aling Conching na Recruiter at nag-alok na sasamahan akong mag-apply para makapag-abroad ay hindi na ako nag dalawang isip pa, pikit matang tinanggap ko ang alok nya. Kahit masakit sa loob ko na maisip na maiiwan ko ang mga anak namin. Kahit alam kong hindi sapat ang aking pinag-aralan dahil hanggang Grade 6 lang ang inabot ko, na hindi ko man lang nagawang matapos.

Sa loob ng tricylcle wala pa ring tigil ang aking pag-iyak, basang basa na ang hawak kong bimpo sa walang tigil na pagpatak ng aking luha, habang panay ang himas sa likod ko ng kapatid kong maghahatid sa akin sa Terminal ng bus. Luluwas ako ng Maynila upang tumuloy muna ng ilang araw sa boarding house ng Agency hanggang sa araw ng pag-alis ko at ng iba pang aplikante.

**IKA-DALAWANG YUGTO – MGA AHAS NG AHENSYA**

Nagulat ako sa tapik sa akin ng kasama kong taga agency, si Ate Mirriam kung tawagin naming mga aplikante. “O, ingatan mo yan, huwag mo bubuksan ha. Pagdating mo dun susunduin ka ng taga Agency, ibigay mo sa kanila ‘yan.” Sabay abot ng isang brown envelope na may lamang mga papeles daw. “Pirmahan mo ito” sabi naman sa akin ni Ate Judy, kasamahan sa ahensya ni Ate Mirriam, at inilahad ang puting papel na wala namang nakasulat. Tinanong ko sya kung ano ‘yun at para saan. Sabi nya para sa katibayan daw na napaalis na nila ako. Wala na raw kasing oras para magawa at gagawin na lang nya pagbalik nya sa agency, sagot naman ni Ate Mirriam. Dahil sa tiwala naman ako kay Ate Mirriam ay pinirmahan ko na rin ang blangkong papel.

Sa loob ng eroplano, hindi ako mapakali. Bukod sa unang pagkakataon ko lang makasakay ng eroplano ay nandun pa rin ang kaba sa aking dibdib at lungkot na nadarama. Ngayon ko naisip na sana di na lang ako umalis. Buong byahe ay hindi man lang ako naka-idlip, nalibang ang isip ko sa panonood ng mga pelikula sa malaking screen sa harapan ko. ITUTULOY (gmanetwork.com/news/story) (Ang buong kwento ay makikita sa ating website: www.pagusapan.com)

By Sarah Mailyn Rodriguez

# The Lost City of Angkor Wat



It was a royal palace, temple and eventually tomb for a god-king and the hundreds of women who attended him.

Angkor Wat is a vast stone temple at the heart of an ancient stone city. But at the ends of its corridors and the centres of its hidden rooms lie surprising Buddhist shrines still active in a place abandoned for hundreds of years. These Buddhist statues are imposters, hasty late additions to a religious building constructed to accommodate the myths and rituals of Hinduism.They are splendid still, some draped incongruously in new and gar-







ish orange robes, the polyester glowing harsh against the cool, old stone. They are alive, thriving on the centuries of mystical memory that make Angkor Wat one of the most fascinating and mysterious places on Earth.

Angkor Wat was built over a 30 year period beginning in 1113. It was a royal palace, temple and eventually tomb for a god-king and the hundreds of women who attended him. The five famous lotus-bud towers still rise above the flattened landscape so characteristic of Cambodia, the central one containing the holiest of shrines once attended only by the King himself.

It has tantalized the popular imagination, periodically slipping from the collective memory, only to be discovered and celebrated over again. Angkor Wat was once again "rediscovered" by the West in 1860 by French Protestant naturalist Henri Mouhot, who became its great publicist and created a vogue for Cambodia and for Angkor in particular. This rediscovery very nearly destroyed it by creating a market for the exquisite sculpture that was littered all through the jungle which covered the complex.

**The temple has been plundered over the centuries, and much of its best statuary is now in collections all over the world.**

Writers and aristocratic travellers like Somerset Maugham and the eccentric Sitwells travelled to Angkor in the 1930s, 40s and 50s. Maugham thought that everyone should see Angkor once before they die. They were charmed by Angkor Wat and its surrounding reservoirs and canals. It reminded them of an oriental version of the Palace at Versailles, though it far surpassed Versailles in scale.

The temple has been plundered over the centuries, and much of its best statuary is now in collections all over the world. Cambodian religious art is simply the best in the world, the refined and beautiful Buddha heads becoming such iconic items that they are reproduced now in cement and resin and found in gardens and on coffee tables across the world. To come face to face with them in their original stone glory is really quite exceptional.

Angkor Wat was not constructed as a Buddhist temple. It represents an extraordinary moment in religious history where an ancient civilization shifted from Hinduism to Mahayana Buddhism and later to the more deliberately primitive form of Theravada Buddhism, which it continues to practice today. (Walter Mason, newdawnmagazine.com)





Issa Mohammad Tragua

# MAGTAWANAN TAYO

(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)





BOY1: Pare, tinatakot ako ng misis ko, humihingi ng sustento.
BOY2: Di ba matagal na kayong hiwalay?
BOY1: Yun nga eh. Pag di daw ako magbigay, babalik daw sya sa akin!

JUAN: Apply po akong seaman!
CAPTAIN: Marunong ka ba lumangoy?
JUAN: Hindi po!
CAPTAIN: Di ka pwede seaman!
JUAN: Bakit po tatay ko PILOTO, di naman marunong LUMIPAD?
JUAN: Nay, tama po ba na PAGALITAN sa 1 bagay na di mo naman ginawa?
NANAY: Aba di tama yun!
JUAN: Yes! Di ko kasi ginawa ang inutos nyong MAGSAING!

JUAN: Pare nasaksak ako! Mauubusan na ako ng dugo! Please call me a doctor, call me a doctor!
PEDRO: Ok, YOU'RE A DOCTOR! DOKTOR KA Juan! DOKTOR ka!

PEDRO: Pare, napansin ko na lagi mong kinakausap ang sarili mo! Hindi kaya nababaliw ka na?
JUAN: Di naman siguro, kasi di ko naman SINASAGOT eh!

VENDOR: Miss, pili na! Gusto mong blouse? Electric fan? Picture frame? Payong? May hikaw kmi! Timba? Kumot? Makeup? DVD? Bagoong? Ano ba hanap mo?
GIRL: (Naiinis na) KAPAYAPAAN meron kayo?

BF: Kainis si Juan, sabihin ba naman na mukha ako MAGSASAKA pag katabi kita!
GF: HAHAHA! Wag ka na magalit nagbibiro lang yun. Bakit nya naman daw nasabi?
BF: Kasi mukha ka daw KALABAW!

JUAN: Dok, ako po yung pasyente nyo LAST YEAR!
DOC: Oo naaalala ko! may problema ba?
JUAN: Itatanong ko lang po sana kung pwede na akong maligo!

BOY: Ms pwede ko ba mahingi ang tel # mo?
GIRL: Nasa directory, hanapin mo na lang!
BOY: Yes! Ano ba name mo?
GIRL: Nasa directory, hanapin mo na rin!

DOK: Balita ko di mo na kinakausap sarili mo!
BALIW: Dok dapat lang na di ko kausapin sarili ko!
DOK: (wow magaling na ata!) Bakit?
BALIW: Magkagalit kami eh!

INAY: Bat ka umiiyak?
BERTING: Si kuya po sinabihan ako PANGIT!
INAY: Totoo ba sumbong ng kapatid mo?
JUAN: 'Nay Wag po kau maniwala sa sinasabi ng PANGIT na yan!

JUAN: Ayoko na! Si junior nag-adik, si bunso lasengga, si misis nanlalalake!
MAX: Siguro naman me POSITIVE din sa buhay mo!
JUAN: Meron, AIDS TEST ko!

JUAN: Ikaw ba yung nanliligaw kay Maria?
BRANDO: Oo bkit?
JUAN: Tigilan mo na sya dahil di kayo bagay!
PEDRO: Eh sino bagay, kayo?
JUAN: Hindi, TAYO!

JUAN: Totoo ba magaling ka daw manghula? Hulaan mo naman ako!
MARIA: Wala kang BoyFriend ano?
JUAN: Ang galing! Pano mo nahulaan?
MARIA: Ang panget mo kaya!

PEDRO: Balita ko, marami ka daw chicks!
JUAN: Oo, sampu lahat pero iisa lang ang mukha!
PEDRO: Puwede ba yun?
JUAN: Oo, lahat sila MUKHANG PERA!

MAX: Pag nag-aaway kmi ni mrs, YUMUYUKO sya sa takot!
JUAN: Misis ko naman TUMITINGALA!
MAX: Bakit?
JUAN: Sabi nya… hoy bumaba ka dyan sa APARADOR!



# Lesson 50

| Magkakasama na titik ng salitang Arabik | Pagsasaling titik |
|---|---|
| الشهور<br>الشهر<br>(التقويم الهجرى ) | As- shuhoor (pl.) Ang mga Buwan<br>As –shahr (s.) Ang buwan<br>(Kalendaryong Hijri) |
| ١ – محرم | Muharam - 1 |
| ٢ – صفر | Safar - 2 |
| ٣ – ربيع الأَوَل | Rabiul –awal - 3 |
| ٤ – ربيع الثانى | Rabiuthani - 4 |
| ٥ – جمادى الأولى | Jamadal –ula - 5 |
| ٦ – جمادى الثانية | Jamadathaniyah - 6 |
| ٧ – رجب | Rajab - 7 |
| ٨ – شعبان | Sha'ban - 8 |
| ٩ – رمضان | Ramadhan - 9 |
| ١٠ – شوّال | Shawwal - 10 |
| ١١– ذوالقعدة | Dhulqaadah - 11 |
| ١٢– ذوالحجة | Dhulhijjah - 12 |

***Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng Arabik, tumawag lamang sa KPCCenter,*** 24712574 ***or*** 24756796 ***extentions*** 116 ***sa mga babae, at*** 102 ***sa mga lalaki.***

Uztaz Wahibie Tamama



Photo by Mohammad Al Sali

## Ang mga Pagpupunyagi sa Landas ng Pag-aanyaya:

# Ang mga Unang Balik-Islam

Si Khadija (ra), ang asawa ng propeta (saw), ang ina ng mga mananampalataya, ang unang yumakap sa Islam. Ito ang sinundan ng kanyang pinalayang alipin na si Zaid Bin Haritha (ra) at ang pinsan niyang si Ali Bin Abi Talib (ra) na lumaki sa kanya mula sa murang gulang. Kaya ang Propeta ng Islam (saw) ay unang pinarangalan sa sarili niyang tahanan. Ang mga nagdaang mga sugo (Ibrahim, Nuh, Lut) ay tinawanan lamang ng kanilang mga kamag-anakan at mga kaibigan. Ngunit sa kalagayan ni Propeta Muhammad (saw), ang mga malalapit sa kanya ang naging una niyang tagapagtaguyod. Ang sumunod na yumakap sa Islam ay ang kanyang matalik na kaibigan na si Abu Bakr Al-Siddiq (ra). Mula sa unang araw ng kanyang pagiging Muslim ay napatunayan na siya ang pinakamasigla at pinakamarubdub sa kilusan. Siya ay mayaman, matulungin, marahan at makatarungan. Inanyayahan niya (ng palihim) sinuman na may pananalig sa Islam at sa pamamagitan ng kanyang sariling pagpupunyagi, ang ilang bilang ng mga tao ay yumakap sa Islam. Ang tanyag sa kanila ay sina Uthman Bin Affan, Al-Zubair Bin Awwam, Abdur Rahman Bin Awf, Sa'ad bin Abi Waqqas, Abu Obaidah Bin Al-Jarrah, Bilal Bin Ranah (ang alipin mula sa Abyssinia) at Al-Arqam Bin Al-Arqam (kalugdan silang lahat ng Allah).

Ang Propeta ng Islam (saw) ay nakikipagkita at nagtuturo sa mga bagong nagsiyakap sa pananampalatayang Islam na lingid sa kadahilanang ang paganyaya sa Islam ay paisa-isa at lihim na saligan. Ang kapahayagan ay nagsimula at nagpatuloy pagkatapos na maipahayag ang mga unang talata ng "O ikaw na nakabalot sa kumot." (Al-Muddaththir 74:1) Ang mga talata at mga piraso ng mga Surah o kabanata na ipinahayag sa panahong ito ay maiiksi na may kahanga-hangang malakas na mga paghinto at medyo nakakahalinang mga ritmo na may ganap na pagkakatugma-tugma sa pinong pagbubulong na pagkakaayos. Ang pangunahing usapin sa mga ito ay nakatuon sa pagpapatunay sa kaisahan ng Allah, paniniwala sa Kabilang Buhay (Paraiso at Impiyerno), paglilinis ng kaluluwa at sirain ang loob ng mga Muslim mula sa pagkabiktima sa maling alindog ng buhay. Ito ay nag-akay sa mga mananampalataya sa bagong landas na kabaligtaran ng mga masasamang kaugalian na karaniwan sa mga mamamayan.

Tungkol sa Salah (dasal) sa panahon na iyon ay itinatag na tungkuling ritwal, dalawang Ra'kang Salah sa umaga at ganoon sin sa gabi. Sa loob ng tatlong taon, ang pag-anyaya ay palihim.

*(Mula sa "Ang Selyadong Nektar", ni Sheikh Safi-ur-Rahman al-Mubarakpuri)*




# The Ruling on Wearing Shorts for Swimming or Otherwise

The following question was addressed to the General Chairman of the Permanent Committee for Scientific Researches and Religious Verdicts.

**Question:**

Many people, especially those groups associated with the army, wear sports clothes that leave uncovered a small area under navel and half of the thighs, or more on some occasions. This has become very widespread. Please give us your view on this important issue, and explain the Shari'ah ruling for it, important because it has become accepted among people to wear these clothes.

**Answer:**

Covering one's 'Awrah is obligatory according to a consensus of the Muslims. The woman's body is all 'Awrah, and there is a consensus that the buttocks and private parts of a man are his 'Awrah as well. But the correct scholarly opinion is that the 'Awrah for man is everything between his knee and navel. This is based on what is reported from 'Ali, may Allah be pleased with him, that the Prophet(saw) said: "Don't reveal your thigh, and don't look at somebody's thigh, be they dead or alive." (Abu Dawud, No.3140 and Ibn Majah No. 146)

It is reported that Muhammad bin Jahsh said that once, the Messenger of Allah(saw) passed by Ma'mar, whose thighs were uncovered. The Prophet(saw) said: "O Ma'mar, cover your thighs, for the thighs are 'Awrah." (Ahmad 5/290, Mustadrak of Al-Hakim 4/180 No. 7361 and Al-Bukhari No. 371) Recorded by Ahmad in his Musnad, Al-Bukhari in disconnected form, and Al-Hakim in his Mustadrak.

It is also reported from Ibn 'Abbas, may Allah be pleased with them, that the Prophet(saw) said: "The thigh is 'Awrah." (At-Tirmithi No. 2797 and Ahmad 1/275) Recorded by At-Tirmizi and Ahmad with the wording: "Allah's Messenger(saw) passed by a man whose thigh was exposed so he said: "Cover your thigh, for a man's thigh is 'Awrah." (Ahmad 5/290 and Mustadrak of Al-Hakim No. 4/180 No. 7361)

It was also reported from Jarhad Al-Aslami that he said, "Allah's Messenger(saw) passed by me while I was wearing a Burdah and my thigh was exposed. He(saw) said: "Cover your thighs, for the thigh is 'Awrah." (At-Tirmithi No. 2798 and Ahmad No. 3/478)

Allah, send your prayers and blessings on Muhammad, on his family, and on his Companions.

***(Source: The Permanent Committee, Fatawa Islamiyah – Islamic Verdicts, Volume 7, Pages 383-385, Darussalam)***

Ust. Mohammad F. Sumaway

# Ang Mga Kabutihan ng Paniniwala sa Al-Qadar (Tadhana)

Ito ay ang tapat na paniniwala sa pagpapatotoo na ang lahat ng mabuti at masama ay nakasalalay sa pagpapasiya ng Allah at sa kanyang Pagtatakda, na Siya ay gumagawa ng anumang kanyang ninanais, hindi magaganap ang isang bagay maliban kung kanyang ninais, at walang nakalalabas na anumang bagay sa Kanyang kapasiyahan, at walang isa mang bagay sa daigdig na nakalalabas sa Kanyang pagtatakda, at walang nailalahad malibang ayon sa Kanyang pangangasiwa, at magkagayon pa man tunay na Kanyang inutusan ang Kanyang mga alipin at binawalan, at sila ay Kanyang ginawang may sariling pagpipilian sa kanilang mga gawain, hindi napipilitan lamang dito, bagkus ito ay nagaganap ayon sa sarili nilang kakayahan at kagustuhan, datapuwa't ang Allah ang lumikha sa kanila at lumikha sa kanilang kakayahan. Kanyang pinapatnubayan sa Kanyang habag ang sinumang kanyang naisin, at hinahayaang maligaw batay sa Kanyang walang hanggang Karunungan ang sinumang Kanyang naisin, hindi Siya maaaring tanungin ng sinuman kung ano ang Kanyang ginagawa, bagkus sila ang tinatanong.



Photo by Laurencio Bulosan Jr.

Katotohanan, ang mga pananagutan sa pagtupad ng mga tungkulin, sa pagsunod sa mga banal na kautusan at sa pag-iwas sa mga ipinagbabawal ay karapatang nakaatang sa kalayaan ng tao at sa kakayahang isagawa ang anumang kanyang nais. Ang kanyang mabuting gawain ay gagantimpalahan dahil sa kanyang pagpili upang tumahak sa landas ng kabutihan at ang kasamaan ay parurusahan nang dahil sa kanyang pagpili upang tumahak sa landas ng kamalian. Samakatuwid, ang Allah ay hindi nagpapataw sa atin ng isang tungkulin nang higit sa ating makakayanan, at hindi Niya nais ang sinuman sa atin na magpabaya ng kanyang mga tungkulin sa pamamagitan ng paggamit ng Qadar bilang dahilan o katuwiran. Bukod dito, tayo ay pinagkalooban ng Allah ng malayang kaisipan at kakayahang pumili batay sa ating mga sariling pagpapasiya at malinaw na itinuro sa atin ang landas ng kabutihan at kasamaan. Sa sandaling tayo ay sumuway, tayo ang pumili at ating papasanin ang anumang bunga ng pagpiling ito.

Ang mga mabubuting bunga ng Paniniwala sa Qadar ay sadyang napakadakila sa buhay ng tao. Ang tadhana ay isa sa pinakamalaking kabutihan upang mamuhay at tumahak sa landas ng pagiging matuwid sa mundong ito sa paraang makapagbibigay ng kasiyahan at lugod sa Dakilang Allah. Ang mga Muslim ay pinag-uutusan na gumawa ng anumang kanilang makakayanan, kalakip ang pagtitiwala sa Allah, at paniwalaan na ang anumang kanilang magagawa ay hindi magdudulot ng anumang bunga maliban sa kapahintulutan ng Allah, sapagkat ang Allah ang lumukha ng mga paraan at Siya rin ang lumikha sa mga ibubungang kinahihinatnan na dulot ng kanilang mga gawain.

Ang paniniwala sa Qadar ay nagdudulot sa tao upang kanyang malaman ang kanyang sariling kahalagahan o kabuluhan, kaya hindi niya magawang makapagmalaki at magyabang, sapagkat nababatid niya na wala siyang kakayahang malaman ang naitakda sa kanya at ang kanyang kahihinatnan, maliban kung ano lamang ang magaganap, at dahil dito ay natutunan ng tao na kilalanin ang kanyang sariling mga kahinaan at ang kanyang walang hanggang pangangailangan ng tulong at pagdamay mula sa kanyang Panginoon.

Ang paniniwala sa Qadar ay tumutulong upang malagpasan ang bunga ng masasamang asal ng inggit sapagkat ang isang naniniwala ay hindi naiinggit sa mga tao sa anumang biyayang ipinagkaloob sa kanila ng Allah sapagkat kanyang nababatid na ang Allah ang Siyang nagkakaloob ng mga biyaya sa kanila at Siya rin ang nagtakda sa kanila niyon. Ang pagiging mainggitin sa ibang tao ay nagpapahiwatig ng kanyang pagtatakwil sa tadhanang itinakda at ipinasiya ng Allah.



● Photo by Amin Alvin Baltazar

Ang paniniwala sa Qadar ay naghahatid ng katapangan ng puso sa pagharap ng mga suliranin o kagipitan, at pinalalakas nito ang mga kahanga-hangang pagpapasiya, at ang paniniwala na ang kamatayan ay naitakda na, at kailanman ay walang darating sa tao maliban kung ano ang naitakda para sa kanya.

Ang paniniwala sa Qadar ay nagtatanim sa puso ng isang Muslim ng ibat-ibang katotohanan ng pananampalataya, sapagkat siya ay lagi nang humihingi ng tulong sa Allah, umaasa at nagtitiwala sa Kanya pagkaraang isagawa ng isang Muslim ang anumang hinihiling sa kanya bilang isang tungkulin na dapat tuparin, at siya rin ay lagi nang umaasam ng pangangailangan sa kanyang Panginoon, himihingi ng karagdagang tulong mula sa Kanya upang siya ay maging matatag.

Ang paniniwala sa Qadar ay naghahatid ng katiyakan sa isang Muslim at itinatanim sa kanyang puso ang kapayapaan at kapanatagan, sapagkat batid ng isang naniniwala na anumang hindi itinakda sa kanya ang hindi darating sa kanya, at anumang dumating sa kanya ay itinakda para sa kanya.

(Source: Ang Gabay Para sa Bagong Muslim, by Fahd Salem Omer Bahammam)

By Ullessis Abaya

# Fascinating Natural Phenomena

(oddee.com)



## Aurora Borealis

Undoubtedly one of the most beautiful events to occur in our world, the Aurora Borealis, also known as the Northern Lights, has both astounded and amazed people since it was first discovered. This phenomenon ocurrs when the sun gives off high-energy charged particles (also called ions) that travel out into space at speeds of 300 to 1200 kilometres per second. A cloud of such particles is called a plasma. The stream of plasma coming from the sun is known as the solar wind. As the solar wind interacts with the edge of the earth's magnetic field, some of the particles are trapped by it and they follow the lines of magnetic force down into the ionosphere, the section of the earth's atmosphere that extends from about 60 to 600 kilometers above the earth's surface. When the particles collide with the gases in the ionosphere they start to glow, producing the spectacle that we know as the auroras, northern and southern.

## Mammatus Clouds

Also known as mammatocumulus, meaning "bumpy clouds", they are a cellular pattern of pouches hanging underneath the base of a cloud. Composed primarily of ice, Mammatus Clouds  can extend for hundreds of miles in each direction, while individual formations can remain visibly static for ten to fifteen minutes at a time. True to their ominous appearance, mammatus clouds are often harbingers of a coming storm or other extreme weather system.



## Red Tide

More correctly known as an algal bloom, the so-called Red tide is a natural event in which estuarine, marine, or fresh water algae accumulate rapidly in the water column and can convert entire areas of an ocean or beach into a blood red color. This phenomena is caused by high levels of phytoplankton accumulating to form dense, visible clouds near the surface of the water. While some of these can be relatively harmless, others can be harbingers of deadly toxins that cause the deaths of fish, birds and marine mammals. In some cases, even humans have been harmed by red tides though no human exposure are known to have been fatal. While they can be fatal, the constituent phytoplankton in ride tides are not harmful in small numbers.





## Fire Whirl

A fire whirl, also known as fire devil or fire tornado, is a rare phenomenon in which a fire, under certain conditions --depending on air temperature and currents--, acquires a vertical vorticity and forms a whirl, or a tornado-like effect of a vertically oriented rotating column of air. Fire whirls often occur during bush fires. Vertical rotating columns of fire form when the air currents and temperature are just right, creating a tornado-like effect. They can be as high as 30 to 200 ft tall and up to 10 ft wide but only last a few minutes, although some can last for longer if the winds are strong.

## Honduras' Rain of Fishes

The Rain of Fish is common in Honduran Folklore. It occurs in the Departamento de Yoro, between the months of May and July. Witnesses of this phenomenon state that it begins with a dark cloud in the sky followed by lightning, thunder, strong winds and heavy rain for 2 to 3 hours. Once the rain has stopped, hundreds of living fish are found on the ground. People take the fish home to cook and eat them. Since 1998 a festival known as "Festival de la Lluvia de Peces" (Rain of Fish Festival) is celebrated every year in the city of Yoro, Departamento de Yoro, Honduras.



# Ang Binti ng Kabayo

Ang kabayo ay nakatatakbo sa bilis na hanggang 50 kilometro bawat oras. Bagaman nagsasangkot ito ng maraming paggalaw, kaunting enerhiya lang ang nagagamit dito. Bakit? Ang sekreto ay nasa mga binti ng kabayo.

Tingnan natin kung ano ang nangyayari kapag tumatakbo ang kabayo. Kapag sumayad sa lupa ang mga paa nito, ang nababanat ng mga kalamnan at litid sa binti nito ay nag-a-absorb ng enerhiya, at inilalabas itong gaya ng pag-igkas ng spring, anupat naitutulak paabante ang kabayo.

Isa pa, habang tumatakbo, ang mga binti ng kabayo ay nagba-vibrate nang malakas, na maaaring ikapinsala ng mga litid nito. Pero ang mga kalamnan sa binti ay nagsisilbing shock absorber. Ang kayariang ito ay tinatawag ng mga mananaliksik na isang “katangi-tanging disenyo ng kalamnan at litid” na nagbibigay ng liksi at lakas.

Sinisikap ng mga inhinyero na gayahin ang disenyo ng mga binti ng kabayo para gamitin sa mga robot na may apat na paa. Pero ayon sa Biomimetic Robotics Laboratory ng Massachusetts Institute of Technology, ang komplikadong disenyong ito ay hindi basta-basta magagaya gamit ang kasakuluyang mga materyales at kaalaman sa inhinyeriya.

Ano sa palagay mo? Ang kayarian ba ng mga binti ng kabayo ay resulta ng ebolusyon? O may nagdisenyo nito?

(Gumising!)



Ang mga fosil ng mga polen at espora na natagpuan sa sahig ng dagat ay nagpapakita na dating tumutubo sa Antartiko ang mga palma at iba pang puno na nabubuhay lang ngayon malapit sa tropiko. Marami ang naniniwala na milyun-milyong taon na ang nakararaan, katamtaman lang ang taglamig sa lugar na iyon at "hindi nagyeyelo." Hindi rin nagkakalayo ang temperatura sa mga polo at sa ekwador.






Sa buong mundo, ang keso ang pinakamadalas nakawing pagkain sa tindahan. Mahigit 3 porsiyento ng paninda sa buong daigdig ang nawawala taun-taon, pangunahin na dahil sa pagnanakaw ng mga mamimili at empleyado.—CENTRE FOR RETAIL RESEARCH, BRITAIN.



Sa Germany, mga 33 porsiyento ng mga sanggol na isinilang noong 2010 ay anak ng mga di-kasal, kumpara sa 15 porsiyento lang noong 1993.—ÄRZTE ZEITUNG at THE LOCAL, GERMANY.

Sa Norway, ang Simbahang Luterano ay hindi na ang opisyal na relihiyon ng estado ng Norway. Sa kauna-unahang pagkakataon, ipinasiya ng Parlamento ng Norway na amyendahan ang konstitusyon at paghiwalayin ang Simbahan at ang Estado.





Sa Czech Republic, ayon sa isang surbey, dalawang-katlo sa mga empleadong Czech ang nagsabing naoobliga silang sagutin ang mga tawag, e-mail, o text message tungkol sa trabaho kahit wala sila sa trabaho. Mahigit sangkatlo ang nagsabing labag sa kagandahang-asal ang hindi pagsagot agad.

Sa India, sa kabila ng halos 50 porsiyentong pagtaas ng produksiyon ng pagkain sa nakalipas na 20 taon at ng 71 milyong tonelada ng nakaimbak na bigas at trigo, nahihirapan pa rin ang India na pakainin ang mga mamamayan nito. Mga 40 porsiyento lang ng nakaimbak na pagkain ang nakaaabot sa mga tao. Ang korupsiyon at pag-aaksaya ay ilan sa mga dahilan ng problema.



(Gumising! Magazine)







## Right Direction

Something has changed
That happened too fast
Something did came
Time's blown into dust

Maybe it's magic
Or sorcery perhaps
It does defies logic
And it takes time to last

I know it wasn't a dream
As it was crystal clear
So surreal it may seem
So intense I cannot bear

Maybe time has the clue
To reveal this affection
As love made for two
I know it's the right direction.

(Jonathan Medida, poetrysoup.com)



## "Lhaven Photography"

By Mohammad Al Sali